


★★ Ang Nangungunang Pahayagang Tagalog sa Bansa

TAON XX • Blg. 116 • Miyerkoles, Marso 25, 1992 • ₱2.00


# ₱25M para sa Leyte

By VANGIE SARENAS

Inaprobahan kahapon ng Pangulong Aquino ang pagpapalabas ng P25 milyong pondo sa Leyte province para sa mga biktima ng malaking baha sa Ormoc City nang nakaraang taon na rito'y mahigit sa 8,000 katao ang namatay.

Ginawa ng Presidente ang pag-aproba matapos mangako ng katapatan sa

*(Sundan sa pahina 2)*



INIHARAP ng GAB-AIGU kay GAB Chairman Alberto "Ambet" Antonio ang Gambling Lord na si Armando Pascua pagkatapos na siya ay madakip kahapon sa kanilang tahanan sa Meycauayan, Bulacan, si Pascua ay kandidato opisyal ng Nacionalista Party sa pagka-Alkalde sa naturang bayan.–(Tanggol Sayo)

# Naaresto, security pa ni Gringo

## Poll bets, susuriin na

By M. EVANGELISTA, W. CALIWAN, B. CAMIA & C. QUIME

Sisimulan ngayong araw na ito ng Commission on Elections ang pagsusuri sa lahat ng sertipiko ng kandidatura na inihain ng mga aspirante at reeleksiyunista sa local elective positions sa may 1,500 munisipyo at 60 lunsod sa buong bansa.

Sinabi kahapon ni Comelec Commissioner Vicente de Lima na layunin ng pagsusuri na matukoy agad ang mga nuisance candidate na walang layunin kundi guluhin at gawing katatawanan ang halalan sa Mayo

*(Sundan sa pahina 2)*

## Makati killing

Isang negosyante at may-ari ng isang drug store ang binaril napatay ng kanyang kaibigan sa loob ng Makati Supermart sa Makati bandang alas-5:30 ng hapon kahapon.

Ang biktima si Jun Martinez, 40, may-ari ng NEO-MEDIX Drug Store sa loob ng Makati Square, ay nagtamo ng isang tama ng bala ng cal. 38 revolver sa batok at namatay noon din.

Nahuli agad ng mga tauhan ni Senior Inspector Jack Nayra, station 4 commander ng Makati Police ang suspect na si Nelson Dedeles, 27, may-asawa, ng Bagong Silang,

*(Sundan sa pahina 2)*

## 10 'hot cars', nabawi

By JAY JULIAN

Sampung 'hot cars' na kabilang sa mahigit dalawang dosenang ipinuslit mula sa Bureau of Customs sa pamamagitan ng pag-forge ng lagda ni Executive Secretary Franklin Drilon ang nabawi ng mga ahente ng National Bureau of Investigation sa isinagawang raid kamakalawa sa isang

*(Sundan sa pahina 2)*

## Tiwala ako sa Comelec –Miriam

Nagpahayag ng tiwala si presidential candidate Miriam Defensor Santiago na may kakayahan ang Commission on Elections (Comelec) na epektibong maiwasan ang pandaraya sa darating na eleksiyon.

Ipinahayag ito ni Santiago sa harap ng may 50,000 katao na dumalo sa kanyang isinagawang rally kamakalawa sa town plaza ng Cotabato City.

*(Sundan sa pahina 2)*



ITINUTURO ng isang NBI/agent ang isa sa 10 kotseng ini-release nang walang kaukulang dokumento ng Bureau of Customs. Ito'y bahagi ng 27 kotse na nabawi sa Feria Compound ng Capitol Hills, Quezon City ng mga NBI operatives sa pamumuno ni NBI Director Epimaco Velasco. Ang mga kotse ay nasa NBI Compound.–(Lito Manuel)

## Gambling lord

By EDWIN P. SESE

Isang mayoralty candidate na umano'y gambling lord sa Bulacan at Metro Manila ang nadakip kahapon ng mga ahente ng Games and Amusement Board Anti-Illegal Gambling Unit.

Ang suspect, si Armando "Odnam" Pascua, 48, kandidato opisyal ng Nacionalista Party sa Meycauayan, Bulacan, ay dinakip sa kanyang bahay sa Bgy. Bangkal.

Ang GAB-AIGU team sa pamumuno ni Captain Marcos Badilla, Jr. ay may dalang tatlong warrant of arrest na nilagdaan nina Judge Natividad Dizon,

*(Sundan sa pahina 2)*

## 'Utak' sa 1988 escape

By DANDO REDONDO

Nadakip ng intelligence agents ang isa na namang close-in security aide ni dating Lt. Col. Gregorio Honasan.

Ayon kay Armed Forces Chief Gen. Lisandro Abadia, ang nadakip na aide na si Petty Officer Elmer S. Felarca, isang miyembro ng Special Warfare Action Group (SWAG) ng Navy at isa sa mga tumulong upang makatakas si Honasan sa BRP Andres Bonifacio na nagsilbi niyang prison ship o bilangguan noong Abril 1988.

Si Felarca ay mi-

*(Sundan sa pahina 2)*

# Pagpatay sa AdU dean, 'inamin' ng ABB–WPD

By JAY JULIAN

Kinumpirma kahapon ng Western Police District Command (WPDC) na mga tauhan ng Alex Boncayao Brigade (ABB) ng outlawed New People's Army ang responsable sa pagpatay sa assistant dean of student affairs ng Adamson University kamakalawa ng umaga.

Kasabay nito, sinabi ni Chief Inspector Joe Pring, hepe ng WPD homicide division, na tatlo sa apat na assailants ng biktimang si Arlene Marfil, 35, ng Bacoor, Cavite ang kanila nang nakilala.

Ayon kay Pring, isang sulat mula sa ABB ang kanilang nakuha mula sa crime scene na nagsasaad ng mga sumusunod:

"Pinatutunayan namin ang aming kahandaan upang ipagtanggol ang naaping sektor ng lipunan (partikular ang hanay ng estudyante) sa pamamagitan ng pagpaparusa kay Arlene Marfil, pangunahing instrumento ng panunupil at karahasan sa hanay ng mga kabataang estudyante... Hindi kami nangingiming maglunsad ng operasyong militar laban sa mapanupil na sistema na humahadlang sa mamamayan. ABB".

Si Marfil ay binaril at napatay ng apat na lalaking armado ng kalibre .38 at .45 habang ito ay papasok ng nabanggit na pamantasan kamakalawang alas-9:30 ng umaga.

Siya ay nagtamo ng dalawang tama ng punglo; isa sa sintido at isa naman sa likurang katawan. Namatay siya noon din.

Ayon sa intelligence report ng WPD na si Marfil ang nagbibigay ng mga pangalan ng mga miyembro ng League of Filipino Student (LFS) sa Adamson na humihikayat sa mga miyembro ng iba't ibang fraternities upang umanib sa ABB.

# CMT cadet, patay sa ligaw na bala

Isang CMT cadet ng Philippine Maritime Institute ang namatay habang nagsasagawa ng presentation of sponsors kahapon sa Rizal Memorial Stadium nang biglang tamaan ng isang ligaw na bala na hindi pa malaman kung saan nagmula.

Hindi na umabot nang buhay sa Ospital ng Maynila ang biktimang si Wilfredo Naynes, 19, isang Marine Transportation student ng PMI, at naninirahan sa No. 84 William Shaw St., Kalookan City. Siya ay nagtamo ng isang tama ng punglo ng M-16 sa kanang balikat.

*Samantala, isa sa mga kadeteng kasama sa presentation na may dalang M203 grenade launcher na kanilang ginagamit sa parade and review ang inimbitahan ng Western Police District (WPD) homicide section para imbestigahan.*

Kinilala ni SPO3 Fidel Geronimo ang dinampot na si Larry Garduque, 20, binata, isa ring Marine Transportation student ng PMI, at residente ng No. 24 Gen. Lim St., Roosevelt, Quezon City.

Sinabi ni Garduque na nasa formation sila nang makarinig na lamang sila ng isang putok ng baril at isa sa kanilang kasamahan ang biglang bumagsak. Hindi umano nila alam kung saan nanggaling ang punglo dahilan sa nagkagulo ang lahat ng kadete nang may pumutok na baril. — (J. Julian)

## 10 hot...

(Buhat sa pahina 1)

private compound sa Quezon City.

Ayon kay NBI Director Epimaco Velasco, ang mga nakumpiskang sasakyan na pag-aari umano ng RMC Rabal Management Corporation ay natagpuan sa compound ng isang nagngangalang Boy Calma sa Feria Compound, Capitol Hills, Quezon City. Ang mga ito ay bahagi umano ng 26 Mazda at isang Isuzu cars na kamakailan lamang ay pinagtatalunan sa private negotiated sale.

Napag-alaman na ang 26 na Mazda at isang Isuzu ay dinala sa bansa noong 1988 sa pamamagitan ng Port of Davao, bilang donasyon ng isang Japanese donor para sa Central Mindanao Tribal Chieftains Foundation.

Gayunman, ang pinagbigyan ng mga sasakyan ay hindi nagawang makapagsumite ng papeles mula sa Central Bank kaugnay ng pagpapasok sa bansa ng naturang mga sasakyan, kaya't ito ay pinawalang-saysay pabor sa pamahalaan.

Dinala sa Bureau of Customs ang nasabing mga sasakyan noong 1990 at ito ay ibinenta sa RMC Rabal Management Corporation na nagbayad ng mga buwis para sa mga sasakyan, sa pamamagitan din ng umano'y direktiba ni Executive Sec. Drilon noong Nov. 13, 1991.

# Rally sa Malabon ginulo; 10 grabe

By BETH CAMIA

Sampu katao na kabilang sa libu-libong kabataang sumusuporta sa isang mayoralty bet sa Malabon ang malubhang nasugatan nang sila'y pagbabatuhin ng pillbox, molotov cocktails at slingshots ng mga hindi pa nakikilalang kalalakihan nang mag-file ang kandidato ng candidacy kamakalawa ng gabi.

Ang kaguluhang ito na ikalawa nang nangyari sa Malabon ay kinokonsiderang magdudulot ng malaking tensiyon sa naturang lugar sa darating na halalan.

Samantala, sinabi ng mga awtoridad na hindi umano maituturing na ang insidente ay politically motivated kundi isang fraternity war ang naganap na ikinasugat nang malubha ng 10 katao.

Sa imbestigasyong isinagawa, dalawa sa 10 biktima ang nakilalang sina; Tarsilo Opalla, 18, isang janitor, ng Block 4, Kadima Association, Letre Road, Malabon; at Tommy Tanchanco, 28, anak na lalaki ni Congressional aspirant Jesus Tanchanco.

Si Opalla ay nagtamo ng isang tama ng pana sa kaliwang balikat at si Tanchanco naman ay nagtamo ng mga sugat sa iba't ibang bahagi ng katawan, at kapwa ginagamot sa Malabon Municipal hospital, samantalang ang walo pang biktima ay nabatid na pawang kababaihan.

## Naaresto...

(Buhat sa pahina 1)

yembro ng isang grupo na may pito-katao na naging close-in security ni Honasan.

Sinabi ni Brig. Gen. Alfredo Filler, hepe ng AFP Intelligence, na ang grupo ang siyang pinananagot sa mga tangkang pambobomba, kabilang na rin ang pagtatangka sa Pandacan Oil depot.

Pinaniniwalaan din na ang nalalabing limang miyembro ng grupo ang siyang may kinalaman sa pambobomba sa gusali ng Naval Intelligence Training Institute sa Bonifacio Naval Station noong Marso 15.

Ang pag-atake ay isinakatuparan bilang pagganti dahil sa pagkakaaresto ni Petty Officer Bienvenido Daguiso, tatlong linggo na ang nakakalipas, sabi ni Filler. Si Daguiso ay miyembro rin ng grupo.

Sa grupo rin ipinananagot ang seajacking ng isang cargo ship sa Bataan na nabawi sa Macao. Isa si Felarca sa mga naaresto ng Macao police, subalit nakapagpiyansa ng P150 000 cash bond, kasama ang iba pang suspect na rebelde kung kaya nakaiwas sila sa pagkakahuli ng military intelligence.

Ang mga tangkang seajacking ay bahagi ng kanilang pangangalap ng pondo para sa panibagoang tangkang coup laban sa pamahalaan.

Sabi pa na nagbibigay si Honasan ng kanilang mga kakailanganin at ito ay nagpapatunay lamang na patuloy pa na nakakatanggap sila ng suportang pananalapi mula sa kung saan.

Naniniwala si Filler na mahuhuli rin ang mga miyembro ng grupo sa lalong madaling panahon.

## Poll bets...

(Buhat sa pahina 1)

11.

Titiyakin din ng Comelec kung alin sa mga partido pulitikal ang karapat-dapat pagkalooban ng certificate of canvass.

Ang mga bibigyan ng certificate of canvass ay ang mga partido na may kumpletong line-up ng mga kandidato mula kensehal hanggang Presidente pagkakaroon ng pinakamalaking bilang ng incumbent officials at iba pa.

Samantala nilinaw kahapon ni Comelec Chairman Christian Monsod na mga kandidato mismo ang pahihintulutang lumahok o dumalo sa 'Comelec Time'' at hindi ang kanilang mga kinatawan.

Ipinaliwanag ni Monsod na kailangang ito ang mangyari para higit na makilala ng publiko ang mga kandidato.

Samantala sa Kalookan, kabilang sa mga nagharap ng certificate of candidacy ang mga mayoralty bets na sina incumbent Mayor Macario 'Boy'' Asistio, Jr. (Lipi ng Kalookan); ex-Rep. Virgilio Robles, NP; Antonio Marquinez, LDP Tomas Teodoro PRP; Pelagio F. Batong, Jr., NUCD at Julito Trinidad, Ind.

Sa Malabon, ang mga mayoralty aspirants ay sina Lourdes Yambao, Lakas-NUCD at Prospero Oreta, LDP.

Sa Pasay City, ang mga aspirante sa pagka-Mayor ay sina incumbent Mayor Pablo Cuneta; Independent Party Eduardo Calixto ng LDP; at Norma Orbina ng Lakas-EDSA.

Sa Makati mahigpit ang labanan ng mga tandem incumbent Mayor Jejomar Binay at Pacifico Reyes ng PDP-Laban Ramon Montano at Felicisimo Bascon ng National People's Coalition; Roberto Brillante at Arturo Yabut ng KBL; at Consuelo Puyat-Reyes at Nicolas Enciso ng LDP.

Sa Paranaque, ang mga kandidato ay sina Walfrido Ferrer at Ponciano Sta. Agueda ng PDP-Laban; Elizabeth de Leon at Joey Marquez ng LDP.

Sa Las Pinas: Arsenio Figuaracion at Agapito Cajanding, Jr., ng KBL Gabriel Casimiro at Antonio Tamayo, LDP-NUCD; at Rosalina Riguera at Vergel Aguilar ng LDP.

## Gambling...

(Buhat sa pahina 1)

Danilo Manalastas at Valentin Cruz ng Regional Trial Court ng Bulacan, Branch 7 & 8.

Sinabi ni GAB Chairman Antonio 'Ambet' Antonio na matagal nang pinaghahanap ng kanyang tanggapan ang suspect dahil sa maraming reklamo laban dito.

Si Pascua ay financier umano ng iba't ibang uri ng sugal sa Bulacan at Metro Manila, tulad ng jueteng, bookies, sakla, monte, hi-lo at iba pa.

Sinampahan siya ng kasong paglabag sa PD 1602 at pinatawan ng piyansang P7,000 para sa kanyang pansamantalang paglaya.

## ₱25M...

(Buhat sa pahina 1)

Lakas-NUCD, ang kinakatigang partido ng administrasyon, ang anim na alkalde ng Leyte at ang mag-asawang Congressman Carmelo Locsin at si Ormoc City Mayor Vicky Locsin.

Ang anim na mayor at ang mag-asawang Locsin ay sinamahan sa Palasyo ni Congressman Francisco Sumulong, tiyo ng Presidente.

Sa pagsapi ng anim na Mayor ng LDP sa Lakas, bukod pa sa nag-anib din ng mag-asawang Locsin mula sa LDP sa Lakas-NUCD, 27 mayors na sa Leyte mula sa kabuuang bilang na 49, ang sumama na partido pulitikal ng administrasyong Aquino.

Ipinaliwanag ni Sumulong na ang pagtalikod ng mga LDP Mayors para sumama sa Lakas ay bunga ng "bandwagon mentality." Ang mga 'defector' ay mula sa Ilocos Sur, Cagayan, Leyte at iba pa.

"Ang pakiwari (nila) ay isa itong (Lakas-NUCD) winning party. Hindi nila gusto na maiwan at ito'y magandang pangitain sa kandidatura, laluna ni Eddie Ramos at Lito Osmena.

Ang pagsanib sa Lakas ng anim na alkalde at ng mag-asawang Locsin ay nakagalak, aniya, sa Pangulong Aquino.

''Nagpasalamat siya (Mrs. Aquino sa mga Locsin at sa lahat ng alkalde na kasama nila dahilan sa, muli'y tumulong siya (Presidente) sa pagkakaloob ng tulong na kailangan ng Leyte at Ormoc.

## Tiwala...

(Buhat sa pahina 1)

"Batay sa aking obserbasyon, malaki ang paniniwala ko na kayang magampanan ng Comelec sa ilalim ng pamumuno ni Chairman Christian Monsod na labanan ang election fraud. Kayang biguin ng Comelec ang maiitim na plano ng corrupt politicians," sabi ni Santiago.

Ang ginawang pagbisitang ito ni Santiago kasama si vice-presidential candidate Ramon Magsaysay, Jr. ay mainit na naramdaman sa buong region 12 dahilan sa pagsalubong sa kanila ng makapal na bilang ng tao.

Sa Cotabato ay sinalubong ng kanilang mga taga-suporta sina Miriam at Jun ng mga poster na may nakasulat na, "We love you Miriam" at pula at puting confetti mula sa bubungan ng mga gusali.

Sa bayan naman ng Pigcawayan ay dinumog ng 10,000 katao ang kanyang rally na ginawa sa town plaza, habang sa Midsayap ay mahigit naman sa 30,000 supporters ang dumagsa.

Nakasama nina Santiago at *Magsaysay* sa kanilang hindi na mapigilang provincial campaign ang kanilang senatorial candidates na sina Gens. Fortunato Abat, Jimmy Muyargas, Dante de Guzman, Renato Ecarma, dating Cotabato Gov. Carlos Cajelo, Attys. Mario Reyes, Cris Abasolo, Tony Policarpio, Al Umali, at banker Mel Ines.

Pormal namang ilulunsad bukas ni Santiago ang kanyang bagong aklat na may pamagat na, "How to Fight Election Fraud" sa Archbishop Palace. Si Jaime Cardinal Sin ang magiging guest of honor.—(JTJ)

## Doy: P7-B assets ni Cojuangco, ihayag na

Hinamon kahapon ni Vice President Salvador H. Laurel, Nacionalista Party presidential candidate, si businessman Eduardo Cojuangco na ipaalam sa publiko kung paano siya nagkaroon ng "unexplained wealth" na tinataya ng Presidential Commission on Good Government na umaabot sa P7.88 bilyon mula noong 1967 hanggang 1985.

Inihayag ni Laurel na sa ilalim ng election code, lahat ng kandidato ay nararapat lamang na magfile ng kanilang listahan ng assets at liabilities sa Ombudsman. Si Cojuangco ay presidential candidate ng Nationalist People's Coalition.

Noong Marso 18, nagfile si Laurel ng kanyang statement of assets na umaabot sa halagang P26 milyon, liabilites na P3 milyon, sa net assets na P23 milyon. Inihayag ni Laurel sa media ang kanyang statement.

Sinabi ni Laurel na sa ilalim ng democratic principle ng "full disclosure," si Cojuangco ay hindi lamang dapat magharap ng kompletong listahan ng *lahat ng kanyang assets and liabilities, kundi nararapat ding ipaliwanag kung paano niya nakuha ang kanyang kayamanan.*

## Makati...

(Buhat sa pahina 1)

Novaliches, Quezon City.

Sa pagsisiyasat ni Det. Ramoncito Ocampo ng Makati Police, nabatid na habang naglalakad si Martinez galing sa panonood ng sine sa Makati Square ay biglang nilapitan siya ni Nelson at binati ito. Pagkatapos nito ay binaril ni Dedeles sa batok si Martinez.

Isang tindera sa naturang Drug Store ang nagsabi na dalawang Linggo na ang nakaraan ay madalas mag-usap sina Martinez at Dedeles sa kanilang tindahan.

Sinabi naman ni Dedeles binaril niya ang kanyang kaibigan dahil nagbanta itong papatayin siya kapag hindi niya binayaran ang P10,000 utang kay Martinez. Inunahan na lamang niyang patayin si Martinez, sinabi ni Dedeles.

Sinabi pa ni Dedeles na kaya siya nagkautang ng P10,000.00 ay dahil sa baril na ipinabenta ni Martinez sa kanya. Sinabi pa umano ni Dedeles na responsable rin siya sa pagpatay sa isa nilang kasosyo sa pagbenta ng baril sa Navotas.

Ang biktima sa naunang insidente ay si Jun Alsacon na matapos umanong pagsasaksakin ni Dedeles ay itinapon sa ilog.—(Jun Fabon)

# Dating Soviet states, pautangin ng $8-B



BRIGHT LIGHTS — Kandong ni Britain's Duchess of York ang kanyang anak na si Princess Beatrice nang umalis ng bahay patungo sa eskuwelahan noong Lunes ng umaga. Ang Duchess ay lagi ngayong sentro ng focus ng media sa Britain kasunod ng pahayag na siya'y nagpanukalang makipaghiwalay kay Prince Andrew. Si Princess Beatrice ay nagtakip ng mata nang masilaw sa liwanag ng ilaw.—(AP)

WASHINGTON (AP) — Nakipag-usap si President George Bush kay Russian President Boris Yeltsin sa telephone noong Lunes.

Dininig din ni Bush ang pakiusap ng isang bipartisan group ng senators na dagdagan ang aid sa naghihirap na dating Soviet republics.

Siniguro ni Bush kay Yeltsin na ang United States at Germany ay makikiusap sa industrial powers sa mundo na suportahan ang economic reforms ng Russia, sabi ng isang White House spokesman.

Ayon sa mga tantiya, maaaring kailanganin nin magpautang ang International Monetary Fund ng $5 hanggang $8 billion para mapatatag ang ruble at bayaan itong makipagpalitan sa international markets. At hihilingin sa United States na i-back up ang one-fourth ng halagang ito.

Sabi ni Sen. Sam Nunn, mahalaga na maglunsad ng isang ruble stabilization program sa international monetary fund, na pamumunuan ng United States.

"Iminumungkahi namin na ang United States ang mamuno," sabi ni Nunn, isa sa apat na senators na dumalaw sa Russia at sa Ukraine dalawang linggo na ang nakakaraan.

Sinabi sa kanila ni Secretary of State James Baker na "ineeksamen na ngayon ang isang legislative package".

## Libya, natakot sa showdown: sumuko

UNITED NATIONS (AP) — Nag-alok ang Libya na isusuko ang dalawang lalaking pinagsususpetsahang bumomba sa Pan Am flight 103 sa Arab League para iharap sa trial sa United States o Britain, sabi ng Security Council president noong Lunes.

Ang offer noong Lunes ay isang malaking Libyan concession sa pagtatangka nitong iwasan ang parusang economic at diplomatic sanctions ng UN Security Council. Ito kasi ang gustong iganti ng United States, Britain at France sa "matigas ang ulong" Libya.

Gusto ng London at Washington na i-extradite ang dalawang Libyans dahil sa pagbomba sa New York-bound Pan Am flight sa tapat ng Lockerbie, Scotland noong 1988.

Hinahanap pa ng France ang apat na iba pa dahil naman sa pagbomba sa isang French airliner sa Africa noong 1989. Umabot sa 441 tao ang namatay sa dalawang atake.

Inihayag ni Libyan Ambassador Ali Ahmed Elhouderi ang planong isuko ang mga akusado sa Arab League habang nakikipag-usap sa reporters sa United Nations.

"Umaasa kaming dito magwawakas ang anumang di kailangang showdown," sabi ni Elhouderi.

Idinagdag niya na ang 21-member Arab League na ang magpapasiya sa kapalaran ng Lockerbie suspects—kung isusuko sila sa United States o Britain, o sa isang bansang neutral, o sa United Nations.



## Jet crash sa snow, 26 na ang patay

NEW YORK (AP) — Buong tapang na tiniis ng rescuers noong Lunes ang naglalagablab na apoy, lumalaking tide at bumabagsak na snow. Pero puro bangkay lang ang nakita nila—ang ilan ay naka-seat belt pa sa USAir jet na nag-crash sa malayelong Flushing Bay. Patay ang 26 tao.

Lumangoy papunta sa pampang ang mga nakaligtas.

Habang pinag-uusapan ang nangyari noong Lunes sa La Guardia airport, napatunayang suwerte na nga lang ang nagbukod sa mga patay at 24 sugatang survivors ng Flight 405.

Nakuha ng divers ang huling bangkay mula sa sumabog na eroplano, sabi ng police spokeswoman na si St. Mary Wrensen.

Isa ito sa pinakagrabeng air disasters sa bansa, ayon sa authorities.

Hindi pa nakaka-angat ang jet sa runway ay dumulas na ito at dire-diretso sa tubig.

Bago ito, naging malaking bola muna ng apoy ang commuter jet.

Iniimbestigahan pa ng aviation authorities kung anong talaga ang dahilan ng maapoy na crash.

Balita

MARCELO S. LAGMAY
Editor-in-Chief

CONRADO B. MAGADIA
News Editor

SOC G. MARANAN
City Editor

FLORENCIO G. SEVILLA
Advertising Manager

LIWAYWAY PUBLISHING, INC.

BUENAVENTURA M. GONDA
President & Gen. Manager

JESUS M. SANTOS
Vice President for Production

MANUEL C. RETUYA
Acting Circulation Manager

2249 Pasong Tamo, Makati, Metro Manila
819-31-01 up to 11 • 817-52-19 • 817-50-31
FAX No. 8175167

primo PMAC





ITAPON ANG BUGOK

## Editorial:

# Mabuting opisyal ang hirangin natin

Nagsimula noong Marso 24 ang 45-araw na kampanyahan para sa mga lokal na opisyal.

Nakataya ang 16,976 tanggapan ng pamahalaang lokal at 205 puwesto para sa Kamara de Representante. Ang naglalabanan sa mga puwestong ito ay 80,000 kandidato. Sa Metro Manila lamang, 204 posisyon ang nakataya; 23 congressional seats, apat na seat para sa Alkalde at Bise-Alkalde, 13 sa pagka-Alkalde ng bayan at Bise-Alkalde, ayon sa pagkakasunod, at 184 posisyon ng Konsehal.

Sa harap ng malaking interes sa presidential at vice-presidential candidates at sa mga puwesto sa senadurya, may malaking panganib na hindi masyadong pag-ukulan ng ganitong atensiyon ang mga posisyon sa pamahalaang lokal.

Gayunman, dahilan sa kilusan tungo sa desentralisasyon at sa mga kapangyarihan na ibinigay sa mga lokal na opisyal sa ilalim ng bagong Local Government Code at sa alintuning tagapagpatupad, ang mga tanggapan ng Alkalde at Bise-Alkalde pati na rin ng mga Konsehal ay nagkaroon ng bagong kahalagahan.

Matagal nang tinitingnan natin ang kahalagahan ng tanggapan ng mga Kongresista dahil sa legislative powers ng Kongreso. Gayunman, hindi natin napag-ukulan sa nakalipas na panahon ng ganitong atention ang mga tanggapang lokal dahilan sa namayaning sobrang sentralisasyon ng istruktura ng gobyerno at sa kontrol ng pambansang gobyerno sa Maynila na patuloy na ipinatutupad sa mga lalawigan.

Sa pagkakaroon ng karanasan sa paglago ng mga lago sa labas ng Maynila, pangunahin ang Cebu, Negros Occidental, Davao, at sa Luzon, sa Calabarzon, nakikita natin ngayon na ang tanging paraan para mapabilis ang pagsulong ng bansang ito ay ganyakin ang inisyatibo at pamumunong lokal. Ang labis na sentralisasyon sa Maynila ay naging salungat sa produksiyon. Dahil sa Local Government Code ay posible na ngayon na magkaroon ng malawak na kapangyarihan ang mga lokal na opisyal sa paggamit ng kanilang mga budget at sa paglikom ng karagdagang pondo sa pamamagitan ng lokal na buwis.

Maaari ring suspindihin ng mga Gobernador ang mga Alkalde ng bayan sa sapat na kadahilanan. Ang bagong kaayusan ay nagbubunsod ng accountability at performance sa hanay ng mga opisyal na lokal na kailangang humarap ngayon sa kanilang mga tungkulin nang hindi gagamit ng obstruction at "red tape" sa pambansang kapital bilang dahilan sa kanilang kawalan ng aksiyon.

Nangangahulugan ito na ang isang pagbabago sa klima ng organisasyon ng gobyerno ay hinihingi at ang isang batas ng accountability sa lokal na antas na hinubog sa nakalipas na anim na taon ay kailangang makalikha ng isang kultura ng serbisyo publiko sa antas ng lalawigan, lunsod at bayan.

Sa gayon, habang ang mga lokal na opisyal ay kumakandidato, ang mga botante ay kailangang makatiyak na ang kanilang mga pinili ay maaasahan, may integridad at malikhain para maihatid talaga ang pagbabago sa pinakamababang antas ng bansang ito upang sa gayon ay marating na sa wakas ang yugto sa kaunlaran at pagbangon sa kabuhayan.



## Commentary

# The Romans, a heritage of greatness

By FLORENTINO DAUZ

Ngayon ay maaari ng sulatin sapagkat kandidato na ang isang anghel ng reasonableness sa Bataan, si Pablo Roman, Jr., a Wharton graduate.

Maraming nagtatanong. Bakit ang katulad ni Roman, Jr. (Boy Roman to the masses) ay lumalahok sa pulitika? Halos lahat ng kailangan ng isang tao ay nasa kanya na. Kung ihahambing sa knowledge sa economics ay punggok at barriotic ang dunong ni Danding compared to him. As a *bon Vivant*, traveller, man of leisure, golfer at lover of music ay malayo sa kanya ang maitim ang labing si de Asis.

Bilang isang paham sa larangan ng dunong at pilosopiya ay halos kapantay niya si Adrian Cristobal at si J.V. Cruz. At sa diwa ng pragmatic business ay hindi siya huli kanino man. Pantay niya si Tonyboy Cojuangco, si Joyjoy Escano, si Rolly Rojas at si Manny Zamora. Ginulat siya ni Marcos subalit noong matanda na si Marcos ay si Marcos pa ang nasindak niya.

Ang kanyang anak na si Judy ay abogada na. He founded a dozen corporations (and these are large corporations) and most of them are successful. He is a happy man with happy problems.

Sa paanan niya nanginain ng dunong si Tan U nang maliit pa si Tan U. What manner of a man is this?

Bakit ang isang lalaking ganito kadunong at makaranasan ay papasok maging isang abang Congressman sa isang district ng Bataan na ang ilang barangay ay hindi pa nararating ng softdrink at ilaw dagitab?

Sapagkat nadinig niya ang tinig ni Mitra. Na hindi sapat na ang isang tao'y maging successful parent lang. Kailangang ang nalalabing buhay ng isang marunong na tao'y ipaglingkod niya sa kanyang inang bayan.

Ganyan si Lorenzo Sarmiento at ganyan din ang yumaong si Pablo Roman, Sr. na ama ni Pablito.

Parang mga Kennedys. Hindi sapat na Kennedy ka lang. Kailangang ang pagiging Kennedy o Rockefeller ng isang tao ay madagdagan ng public service. To be a member of the House of Commons, says Churchill, is the greatest job in England.

May mga taong ginagawang hanap-buhay ang pulitika. Sa Danao, sa Olongapo, sa Nueva Ecija at sa Isabela. Pero hindi ang mga Roman. Ang pagsisilbi ni Roman, Sr. ay beyond the pale of corruptions.

Kaya ito ang minanang tradition ni Boy Roman. At mapalad tayo na may

(Sundan sa pahina 5)

# AGRI Balita

Ni ZAC B. SARIAN

LOOFAH SA ILOCOS NORTE. Lumalaganap na rin ang pagtatanim ng patolang pinagkukunan ng bunot na kung tawagin ay loofah sa Ilocos Norte.

Kamakailan, dinalaw ni Sek. Sanen C. Bacani ng kawanihan ng agrikultura ang loofah project ng Togtog-Camangaan Multi-purpose Cooperative na pinamumunuan ni Francisco Tadena.

Isa at kalahating ektarya ang proyekto ny TCMC, pero sa buong lalawigan, may kabuoang 45 ektarya ang natamnan ngayon ng patola para sa loofah. Ito ay proyekto ng 19 na kooperatiba na may kasaping 166 na magsasakang matatagpuan sa Bacarra, Pasuquin, Dingras, Espiritu, Sarrat at Laoag.

Ang TCMC ay umutang sa Land Bank of the Philippines ng P47,000 para sa pagtanim ng patola sa 1.5 ektarya. Ayon kay Vicente Aguinaldo, agrikultor ng probinsiya, tinatayang makaaani ang kooperatiba ng loofah na may halagang P270,000.

*Hindi na problema ang pagbebenta ng mga kooperatiba* ng kanilang mga produktong loofah. Sila ay may kasunduang ipagbili lahat ang kanilang ani sa Rights Field Enterprises na nakatalaga sa La Union na pinamumunuan ni Vincent Ferrer.

Bibilhin ng kompanya ang mga produkto mula P2.50 hanggang P9.50 bawat piraso segun sa haba. Ang mas maiksi sa dose pulgada ang babayaran ng P2.50 bawat isa; P6.50 bawat isa namang 13 hanggang 18 pulgada ang haba; P9.50 bawat isang mas mataas sa 18 pulgada ang haba.

Madaling alagaan ang patola. Pero kailangan sapat ang patubig sa mga pananim upang malalaki ang bunga at marami ang bunot.

Ang loofah ay karaniwang ini-exporrt. Ito ay ginagamit na panghilod at paggawa ng mga handicraft na pangdekorasyon.

Dito sa ating bansa ang bunot ng patola ay karaniwang ginagawang panglinis sa mga kaldero. Pero marami na ring gumagamit nito sa banyo bilang panghilod kung maliligo. *Katunayan nga, may nagtitingi sa Maynila ng isang* dangkal na loofah sa halagang P20.



MAKIKITA si dating Executive Secretary Joker Arroyo habang nagpa-file ng kanyang sertipiko ng kandidatura para sa nag-iisang congressional district ng Makati, sa harap ni Commissioner Haydee Yorac. Nakamasid sina Makati Mayor Jejomar Binay, at iba pang katiket sa ilalim ng "Tapat na Pangkat Coalition" (TAPANG).

## 13 kuwarto ng konsehal, ipinasara

By A.M. LAZO

Iniutos kahapon ni Manila Vice Mayor Ernesto Maceda Jr., ang pagsasara ng 13 kuwarto ng mga konsehal na tumakbo sa *ibang puwesto maliban sa kanilang dating katungkulan.*

Sa kanyang direktiba kay City Council Secretary Nympha Bello, iniutos ni Maceda ang pagsasara ng mga kuwarto nina dating konsehal Ponciano Subido na kumandidato sa pagka senador; Councilors Ernesto Dionisio, Susie Ong, Alex Co, Emil Bonoan, Susano Gonzales Jr., Dr. Benny Durado, Sandy Ocampo at Julio Logarta Jr., na kumandidato sa pagka kongresista sa kani-kanilang distrito at Councilors Abraham Cabochan, Rene Jose, Jaime dela Rosa, at Maning Isip na kumandidato sa pagka bise alkalde.

## The Romans

(Buhat sa pahina 4)

mga tulad niyang gustong maglingkod sa bayan. Not for the funds of it, not for the fun of it and not for the fame of it.

Isang hiwaga ang mabunying lalaking ito. Ang sabi nga ng matikas na si Adrian Cristobal. I will support Roman, Jr. to the hilt. And remember that Cristobal supports only the kind of mind that Miriam has.

## TIDBITS



ni VIC VALERIO

### Bebate sa TV nakakaantok!

Every candidate wants to win by hook or by crook. Amen.

--oOo--

Sinabi ni Lolo Intoy na kung magsalita raw si Miriam Santiago ay para siyang nakaririnig ng rapido ng masing gan.

--oOo--

Kung itong mga basura natin ay di natin mahanapan ng mapaglalagyan e, mag-iimport pa tayo ng dagdag na dumi. Talaga naman itong si "Smokey Mountain" Alex Melchor!

--oOo--

So far, ang pinakamasigla at kahindik-hindik na debate sa TV ay ang one-on-one nina Doy Laurel at Mon Mitra. Hindi nakakaantok!

--oOo--

Tandaan po ninyo ang magagandang mga pangakong pangkaunlaran ng mga kumakandidato para makulit natin sila pag sila'y nakaupo na sa panunungkulan.

--oOo--

"Para di mapagnakawan ang Clark at Subic, dapat 'kandaduhan' ang mga ito tulad nang pagkakandado (tatlong kandado) ng isang ballot box ng COMELEC." Kayo naman!

--oOo--

Sa kabuuan, ang debate (panayam? ) nina Santiago, Salonga at Ramos ay di gaanong naarok ng karaniwang mamamayan kasi masyadong mataas ang 'antas' ng talakayan. 'Yan ang sabi da.

--oOo--

Kapag ang susunod na halalan sa Mayo 11 ay magiging 'peaceful, honest at kapani-paniwala,' dapat siguro na ipagpatayo ng mga istatwa/bantayog sina Monsod, Yorac at iba pang commissioners diyan sa COMELEC.

--oOo--

Ang TV debate nina Miriam, Jovy at Eddie ay 'dull and monotonous.' Ang maganda raw ay hinati ang takdang oras: isang oras na 'seryoso' at ang nalalabing oras ay 'yon bang bombahang ala Mitra-Doy Laurel.

# Kalansay ng PA captain, nakita sa shallow grave

By EDY CRUZ
Correspondent

BALER, Aurora — Nahukay kamakailan sa isang shalow grave ng mga miyembro ng 8th CAFGU Active Auxillary 70th IB Philippine Army ang kalansay ng isang dating Army Captain sa Sityo Camalatan, Bgy. Nonong, San Luis, Aurora.

Ang nasabing opisyal ay sinalbeds ng mga NPA matapos na ito'y dukutin may isang taon na ang nakalilipas.

Sa ulat na tinanggap ni Sr. Superintendent Laureto Castriciones mula kay Lt. Generoso Ponio, CO ng Alfa Coy 70th IB Philippine Army, sinabing ang nahukay ay kalansay ni ex-Army Captain Pepito Equadron na dating Squadron Team Leader na nakadestino sa nasabing bayan.

Natunton ang pinagbaunan sa biktima matapos ituro ng isang dating NPA member na sumuko at nagbalikloob sa pamahalaan.

Isang kamag-anak ng nasawi ang sumaksi sa paghuhukay at ang kalansay ay pansamantalang inilagak sa Headquarters ng 8 CAA Coy at pagkatapos ay ipinagkaloob sa pamilya mula sa Bantug Norte, Lunsod ng Cabanatuan na siyang nagsaayos naman ng isang tahimik at payak na libing.



MAKIKITANG tinatanggap ni Manny dela Cruz ang P5,000 na tulong pinansiyal mula sa Association of BALITA Correspondents (ASBAC) sa pamamagitan ng pangulo nito na si Ben Ramos at ASBAC adviser Danny P. Valdes, Provincial News editor ng BALITA. Nakamasid sina Bert Padilla, Teddy Cuevas, at Zaldy Comanda. (Chito Calaor)

## Maunlad na bayan

IBA, Zambales — Inilarawan ni John Paul Parong, isang civil engineer, ang bayan ng Iba bilang isang maunlad at tinitingalang bayan sa Zambales.



Ito ay kung magkakaroon ng tamang pagpaplano sa lahat ng infrastructure project para rito.

Kaugnay nito, hinangaan niya ang pananaw ni Zambales Gov. Amor Deloso upang maging iba ang Iba sa ibang bayan sa pamamagitan ng paggamit sa malalawak na lupain dito bilang industrial site. Kanya ring kinatigan ang mas malawak pang pagpapatayo ng mga eskuwelahan sa lahat ng level upang hindi na hangarin ng mga kabataan dito ang tumungo sa ibang lugar upang makapag-aral.

Sinabi pa rin ni Parong, mas epektibo para sa kapakanan ng mamamayan ang pagpapasemento o pagpapaaspalto sa lahat ng sulok ng barangay partikular na sa mga liblib na lugar upang ang kasiglahan sa pagnenegosyo at komunikasyon ay tuloy-tuloy. — (Buddy Datu)

# PROVINCIAL NEWS

Danny P. Valdes
Editor

## Illegal taxation ng rebels, nabulgar

NUEVA ECIJA — Nabulgar sa lalawigang ito na aktibo na naman ang ginagawang illegal taxation ng mga rebeldeng NPA's sa maraming bayan dito.

Sinabi ni Nueva Ecija PNP senior superintendent, Edgar B. Aglipay na batay sa report na nakarating sa kanyang tanggapan, ang mga taong may kagagawan sa pagkapatay sa dalawang barangay captain sa Bucot, Aliaga Nueva Ecija at ilang NPA rebel returnees, ay ang mga rebeldeng nag-ooperate rito.

Ayon sa report ang layunin ng mga NPA sa pagdukot at pagpatay sa kanilang mga biktima ay upang maghasik ng sindak at takot sa mga mamamayan lalo na sa mga taong ayaw na magbigay ng salapi sa NPA taxation campaign.

Kamakailan lamang ay isang ingat-yaman ng Samahang Nayon sa sitio Singat Sta. Clara Cuyapo, Nueva Ecija ang inireport na malapitang binaril ng dalawang kabataang NPA na pinaghihinalaang gumaganap na collector ng NPA sa Lennec, Guimba, Nueva Ecija. — (Benny Rillo)

## Clean Elections. Make It Happen.



### To help clear up the general confusion and avoid more misunderstanding, here are what you ought to know about

# ELECTION PROPAGANDA MATERIALS

Confusion. Misunderstanding over the elections ad ban. These are no help towards the clean elections we all want.

You must have a clear idea of what materials are allowed and what are prohibited. Only then can you exercise the vigilance demanded of all concerned citizens.

To help you fulfill your duty, here are guidelines based on the Revised Election Code and COMELEC Resolutions.

Remember: an enlightened electorate paves the way towards a brighter future for us all.

## ALLOWED WITH RESTRICTIONS

| | |
|---|---|
|  **LEAFLETS** and similar one-page printed materials<br>**PAMPHLETS** and other multi-page printed materials whether folded and stapled or not<br>**LETTERS TO VOTERS** both handwritten and printed | It is lawful to prepare and distribute election campaign leaflets, pamphlets, letters and similar printed materials without any limitation as to color – provided that<br>1) they do not exceed 8.5" x 14" in size;<br>2) they bear these words: "PAID FOR BY" followed by the true name and address of the payor, and<br>3) the words, "PRINTED BY" followed by the true name and address of the printer. |
|  **STICKERS OR DECALS** | It is lawful to prepare election campaign stickers and decals without limitation to colors — provided that<br>1) they do not exceed 8.5" x 14" in size;<br>2) they are posted only in authorized COMELEC posting areas as listed below.<br>**NOTE: It is unlawful to post stickers on cars, other moving vehicles, and any other place except those designated and authorized by the COMELEC.** |

## NOT ALLOWED

| | |
|---|---|
|  **CAMPAIGN T-SHIRTS, HATS, PINS, ETC.** | ***It is unlawful to wear any of these personal items when one is not actually accompanying a candidate.***<br>It is lawful for up to 20 campaign supporters who are actually accompanying a candidate, to wear T-shirts, caps, and other personal items advertising their candidate. |
|  **BILLBOARDS** printed, painted, lighted, unlighted, free-standing, attached to structures, and similar materials<br>**TINPLATE POSTERS** of any size or shape | It is unlawful to prepare billboards and tinplate posters of any size or kind. |

## ALLOWED WITH RESTRICTIONS



### POSTERS
paper, cardboard or cloth

It is lawful to prepare election campaign posters without any limitation as to color — provided that

1) they do not exceed 2' x 3' in size;
2) they are posted only in authorized posting areas (see below);
3) they bear the words: "PAID FOR BY" followed by the true name and address of the payor;
4) and the words, "PRINTED BY" followed by the true name and address of the printer.



### STREAMERS

It is lawful to prepare election campaign streamers without any limitations as to color — provided that

1) they do not exceed 3' x 8' in size;
2) they bear the words: "PAID FOR BY" followed by the true name and address of the payor;
3) and the words, "PRINTED BY" followed by the true name and address of the printer;
4) they are displayed only at the site and on occasion of public meetings or rallies;
5) *they are not displayed earlier than 5 days before the date of the meeting or rally;*
6) they are removed within 24 hours after the meeting or rally.

**NOTE: Meetings and rallies must have the proper permits based on local ordinances.**



### SAMPLE BALLOTS

It is lawful to prepare and distribute sample ballots with the names of candidates already printed on them — provided that

1) they do not exceed 4.5" x 22" in size;
2) they are not printed on white or pink paper to distinguish them from actual ballots and official sample ballots;
3) they bear the words: "PAID FOR BY" followed by the true name and address of the payor;
4) and the words, "PRINTED BY" followed by the true name and address of the printer.

**NOTE: White paper may be used provided colors other than black are printed on it.**



### MOBILE SOUND VANS
or any moving vehicle with a sound system for recorded or live propaganda

### MOTORCADES
with or without lights and loudspeakers

It is lawful to use Mobile Sound Vans playing jingles and recorded messages and to organize Motorcades for election propaganda provided that no streamers, posters, balloons or other prohibited election materials are posted or installed on the vehicles.

## NOT ALLOWED



### BALLOONS
regular and helium-filled, of any size

### GIVE-AWAY ITEMS
pens, lighters, fans, caps, sun-visors, matches and similar gadgets

It is unlawful to distribute any kind of balloons and other election propaganda gadgets.



### PRINT ADS
in newspapers, magazines, komiks and other mass media publications

### TV & RADIO COMMERCIALS
of any length in any channel or station

### PROJECTED VISUALS
movies, videos, slides and similar visuals projected on a screen

It is unlawful to use mass media (print, radio and TV) and projected visuals for election campaign purposes — except as inclusions in COMELEC-sponsored print space and broadcast time.

## AUTHORIZED POSTING AREAS

- **Common poster areas** in strategic public places such as markets, barangay centers, etc.;
- **Common billboards** in locations of maximum public visibility;
- **Candidate's own residence;**
- **Campaign headquarters** of candidates and of political parties.

## PENALTIES

- **Anyone** found guilty of violating provisions of the Omnibus Election Code and COMELEC Resolutions on election propaganda materials shall be imprisoned for 1 to 6 years without probation.

He shall also be barred from holding public office and shall lose his right to vote.

- **Any political party** found guilty shall be fined a minimum of P10,000.00.

Its officials, employees and members found guilty as principals, accomplices and accessories of the offense shall also be liable.

- **REMEMBER: ignorance of the law excuses no one. When in doubt, DON'T.**



For inquiries and further information, visit your local COMELEC office or call National COMELEC Public Assistance Hotline Center at Tels. 491-442, 491-469, 492-437, 493-716, 493-717 and 494-397.



***Malinis na Halalan***
***Hakbang sa Kinabukasan***
***— Ating Pananagutan!***



**COMMISSION ON ELECTIONS**

CLIP THIS AD FOR YOUR OWN FILE OF THE COMELEC CLEAN ELECTIONS SERIES

# Balita KOMIKS

## MAGDALENA MARTIRES, JAPAYUKI

nina ROD S. SALANDANAN at J. LOFAMIA










## BAKOK CDF (Chimoy de Familia)

ni TITO MILAMBILING




## ANAK NG BERDUGO

nina BOY SILVERIO at F.C. JAVINAL










## PALAISIPAN

**PAHALANG:**

1 number two
6 isang pantukoy
9 siyudad sa Turkiya
10 siyudad sa Honshu (Japan)
11 iwaglit sa isip
13 grupo ng rebel soldiers (Ingles, pantitik)
14 paboritong pulutan (kolokyal)
15 isang panghalip
16 seguro ng Filipino workers sa Saudi (Ingles, pantitik)
17 lirikong may himig
19 pantukoy na pambalana
20-A isang hulapi
23 saad
25 nakasalalay sa hangin
28 gamit ng sorbetero
30 kinatulong
32 gitnang unlapi (Ingles)
33 tanan
34 ilihim
35 kawaksi
36 pamangkin ng patriyarkang Abraham
37 tangayin

**PABABA:**

1 tanggal
2 Thomas ——— (Amerikanong professional inventor)
3 dating defense chief
4 siniyasat
5 tipanan (Ingles):
6 simbolo ng komunismo
engkuwentro
8 bugnot
10 talastas
12 isang minamahal
18 nilisan
20 damit ng lider ng isang sekta
21 isang uri ng ulupong
22 dahon ng sasa
23 pinaslang na Egyptian leader
24 opisinang pambalitaan ng Iraq (Ingles, pantitik)
26 gamit sa pananakati
27 inimbak na prutas
29 bilang na gansal
31 lasang bawal sa may hypertension

| | | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| 1 | 2 | 3 | 4 | 5 | | ■ | ■ | 6 | 7 | 8 |
| 9 | | | | | ■ | 10 | | | | |
| 11 | | | | | 12 | | ■ | 13 | | |
| 14 | | | | | | | ■ | 15 | | |
| 16 | | | | ■ | 17 | | 18 | | ■ | |
| ■ | | ■ | 19 | 20 | ■ | 20-A | | ■ | 21 | ■ |
| 22 | ■ | 23 | | | 24 | ■ | 25 | 26 | | 27 |
| 28 | 29 | | ■ | 30 | | 31 | | | | |
| 32 | | | ■ | 33 | | | | | | |
| 34 | | | | | ■ | 35 | | | | |
| 36 | | | ■ | ■ | 37 | | | | | |

### SAGOT KAHAPON

| | | | | | | | | | | |
|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|---|
| S | U | L | I | B | ■ | A | D | A | N | A |
| I | ■ | ■ | M | K | ■ | ■ | A | ■ | ■ | N |
| G | ■ | G | U | M | A | N | T | I | ■ | I |
| A | T | A | S | ■ | T | ■ | U | P | A | T |
| Y | ■ | P | ■ | P | I | A | ■ | A | ■ | O |
| ■ | N | A | S | I | P | H | A | Y | O | ■ |
| S | ■ | S | ■ | G | U | A | ■ | A | ■ | A |
| I | L | A | P | ■ | N | ■ | I | R | A | P |
| R | ■ | N | I | L | A | N | S | I | ■ | U |
| A | ■ | ■ | R | ■ | N | ■ | A | ■ | ■ | L |
| C | A | V | A | N | ■ | I | W | A | L | A |

## Baraha at Bituin

CYNTHIA MARQUEZ

**ARIES** (Mar. 20—Abr. 19) Hatiin mo ang oras ng iyong trabaho. Mainam kung mabibigyang pansin ito. Hindi mo maiiwasan ang pagkakagastusan ngayon. Isang okasyon ang iyong haharapin. Gayunma'y mapalad na araw ito para sa iyo.

**TAURUS** (Abr. 20—Mayo 20) Huwag pilitin ang sarili kung ayaw mong gawin ang isang bagay. Ipagtapat sa minamahal ang tunay na damdamin.

**GEMINI** (Mayo 21—Hun. 20) May lalapit sa iyo na isang kaibigan at hihingi ng payo. Dapat lamang na pahalagahan siya at bahaginan ng iyong tulong at payo. Mapalad na araw ito para sa iyo.

**CANCER** (Hun. 21—Hul. 20) Sa iyong pag-iisa kung wala kang natitiyak na pupuntahan ay makabubuti para sa iyo ang manatili sa inyong tahanan upang madamayan mo ang isang miyembro ng pamilya. Mapalad mong araw ang Miyerkoles.

**LEO** (Hul. 21—Agos. 22) Ang suliraning pampananalapi ay malulutas na. Iwasan lamang ang ilegal na gawain. Tiyakin mong walang sagabal ang darating na pabor.

**VIRGO** (Agos. 23—Set. 22) Maging tapat ka sa lahat ng bagay at magtatagumpay ka na sa pagkakataong ito. Ang malulungkot na karanasan ay pagsubok lamang ng Maykapal.

**LIBRA** (Set. 23—Okt. 22) Matutulungan mo ang iyong sarili lalo na sa iyong proyekto kung ikaw ay mamamasyal sa lugar na may kinalaman dito. Mag-ingat sa iyong paligid.

**SCORPIO** (Okt. 23—Nob. 22) Ito na ang tamang panahon upang kumilos ka at magdesisyon. Igalang mo ang sarili mong pagkatao. Ipakita mong kaya mo ang lahat. Mapalad na araw ito para sa iyo.

**SAGITTARIUS** (Nob. 23—Dis. 22) Ipagpaliban mo ang hindi maayos na plano. Lakas ng loob at tiyaga ang gawin mo para sa tagumpay nito. Igalang mo ang desisyon ng minamahal.

**CAPRICORN** (Dis. 23—Ene. 19) Ang ginagawa mong pagsang-ayon sa kagustuhan ng mga nakababata ay dapat mong pag-isipan upang huwag mong pagsisihan sa dakong huli.

**AQUARIUS** (Ene. 20—Peb. 19) Magpasya ka at magbago ng pamamaraan. Maging masayahin sa iyong gawain at nang hindi mo ito makainipan.

**PISCES** (Peb. 20—Mar. 19) Huwag mainip sa taong pinakahihintay. Hindi lamang siya ang dahilan ng iyong kaligayahan. Paghandaan mo ang isang problemang pampamilya.




# Gretchen, umamin sa kanyang lihim

Sa wakas ay inamin na rin ni Gretchen Barretto na matagal na silang kasal ng basketbolistang si Joey Loyzaga.

Hindi nga lamang daw sa simbahan sila ikinasal kundi sa opisina ng isang huwes.

Gayunman, binding ang kasalang naganap at may mga opisyal na dokumentong magpapatunay rito.

Sa madaling salita, may asawa na ngang legal ang reyna ng ka-SThan.

———oOo———

Dahil sa pag-aming ito ni Gretchen ay sumulpot ang mga katanungang tulad ng "bakit kay laong ipinagkaila ng aktres ang katotohanan at ano ang pumipigil sa kanya noong una upang ipaglihim ang bagay na ito?"

Takot daw kaya si Gretchen na kapag nalaman ng publiko, laluna ng kalalakihan, na may asawa na siyang legal ay bigla itong tabangan sa kanya.

Nangamba kaya siya na makaapekto sa kanyang career ang katotohanang siya ay isa ng dakilang maybahay?

———oOo———

Kung takot siya noong una, bakit ngayon ay hindi na?

*Dahil ba matatag na ang kanyang katayuan* bilang artista at hindi na ito kayang ugain ng katotohanang siya ay may asawa na?

O, dumating na sa punto na kailangang tanggapin at aminin niya ang buong katotohanan dahil kapag hindi niya ito ginawa ay ang sarili at pribadong buhay naman niya ang maaapektuhan?

Sa anu't anuman, walang masama sa ginawa niyang pag-amin. Ito ang totoo at ang katotohanan ay lulutang at lulutang pagdating ng takdang panahon.

Kung makakaapekto sa kanyang career ang katotohanan? Well, kung minsan ay talagang masakit ang katotohanan.

———oOo———

Hanggang ngayon ay katakut-takot na bira ang inaabot nitong si Zoren Legaspi mula sa mga movie writers.

Paano'y tuloy pa rin daw ang pagkulo ng topak nito sa tuktok at kung umasta ay parang siya si Magmaman.

Bukod dito, para raw machine gun kung rumepeke ang bunganga nito pero wala namang ibig sabihin.

Dulo tuloy ay kinaaatatan siya ng kapwa.

———oOo———

Isa pa sa sinasabing kinabubuwisitan ngayon ng maraming movie writers ay itong baguhang si Jeric Raval.

Kung anu-anong gimik daw ang pinagga-gawa at lumalabas ang natural na isang "TH".

Wala pa naman daw napapatunayan bilang aktor pero kung umasta ay daig pa ang isang superstar.

———oOo———

Siguro naman ay hindi talagang ganito ang gustong palabasin nina Zoren at Jeric para sa kanilang sarili.

Marahil ay misunderstood lamang sila ng mga movie writers na bumibikada sa kanila.

Siguro'y hindi pa nila masyadong alam kung anong numero ang dapat nilang tuntungan kaya malimit silang magkamali.

At marahil, tulad din ng iba, darating ang araw na maikikilos na nila ang dapat ikilos sa harap at likod ng kamera.

